# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




**18** **Sa pamamagitan ng Supok, binigyan ng NDFP ng representasyon at pagkakataon ang mga pambansang minorya sa Palawan para isulong ang kanilang karapatan sa lupaing ninuno at makibaka para ipagtanggol ito laban sa mangangamkam na mga dayuhan at lokal na naghaharing uring malaking burgesya kumprador, malalaking panginoong maylupa at burukratang kapitalista.**

## Tangis ng Paragua

*ni Ka Ella*

Binabayo ng malalakas na bagyo ang mga gubat
Pinsala ang layunin ng bawat sipol ng hangin
Tahimik na kinukubli ng makapal na hamog
Nakatanaw sa Matalingahan ang nag-iisang Puyos

Limang pulang binhing nagsusumikap yumabong
Ibinuwal ng walang awang baha at unos
Pulang lupa ng katimuga'y naiwa't ginahasa
Ng mga higanteng makina ng plantasyon at mina

Hindi naglulubay ng tingin ang mga gulod
Habang binabagyo'y lalong tumatatag ang taraw
Kanlong ng mga yapos ng sanga-sangang ilog na naghahamog
Kailanma'y di ito mahihibas-bawat daan ng bagyo'y
papalawak, papalalim
Nagtitiyak sa hustisya at muling pagbabalik
Sa minamahal na pulang lupa
ng bulubunduking Timog ng Paragua